# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




## 36 Katuwang ng mga Mangyan ang NDFP sa pakikibaka para ipagtanggol ang lupaing ninuno at isulong ang kanilang karapatan sa lupa. Ang Mangyan Revolutionary Organization (MINDORO) ang kumakatawan sa boses ng mga Mangyan at lumalaban para sa kanilang interes, kagalingan at kinabukasan.

### Rebolusyonaryong Ambahan

*ni Ka Joseph*

ANG SINUNGALING

*Hanunuo:*
Kawo dag bayan bayan Sida pudilon di man Bilang udpag liwliwan Bilang udpag armayan Lun uson kawo sa dalan

*Salin sa Filipino:*
Huwag kang magsaya Sinungaling din sila Kung pangako'y mawala Talikdan ka sa gunita
Sa daan magugutom ka

*Paliwanag:*
Niloloko ng reaksyunaryong gubyerno ang mga tao.
Ang mga reaksyunaryong pulitiko ay nangangako ngunit paaasahin lang tayo.

ANG SUMPA

*Hanunuo:*
Nukawo ti magduyan Kang dugo maragang
No ako ti magduyan Sumay padi kalimtan Hanggan sa manundugan

*Salin sa Filipino:*
Magwika ka't bahala Ang dugo ko ay pula Ako nama'y may wika Sa isip nakataga Mapahanggang kabila

*Paliwanag:*
Ako ay rebolusyonaryo. Anuman ang paninira ng
bulok na lipunan ay nakatimo na ito sa aking isip hanggang kamatayan.